KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

TOMO 41 BILANG 5 BASAHIN AT TALAKAYIN MAYO 2021

EDITORYAL

# Malawakang pukawin, organisahin at pakilusin ang mga manggagawa sa gitna ng pasismo at pandemya

Hinog na hinog ang obhetibong kundisyon upang pukawin, organisahin at pakilusin ang pinakamaraming bilang ng mga manggagawa para igiit ang kanilang ekonomikong kahilingan at demokratikong karapatan. Rurok ang krisis ng trabaho sa bansa—11 milyong Pilipino ang nawalan ng trabaho o kabuhayan noong 2020. Napakamahal ng mga batayang bilihin habang bumabagsak ang halaga ng napakababang sahod. Nakabibingi ang sigaw ng manggagawang Pilipino para sa nakabubuhay na sahod, seguridad sa trabaho, ligtas na pook-trabaho, karapatang mag-unyon at makipagtawaran at iba pang mga demokratikong karapatan.

Kayang itransporma ang masidhing paghahangad ng pagbabago sa pagpapalakas ng kilusang magtataguyod sa kapakanan ng buong bayan. Kumukulo ang krisis sa paggawa na pinasidhi ng anti-manggagawa at tuta ng imperyalismo na rehimeng Duterte. Nagdurusa ang mga manggagawa dahil sa kontraktwalisasyon, barat na sahod at pananalasa ng mga neoliberal na patakaran. Halos kalahati lang ang *minimum wage* (P537) sa NCR ng *daily cost of living* (P1,057) ng pamilyang may 5-6 miyembro. Mas mababa pa ang arawang sahod sa TK na P300-400 dahil sa distorsyon sa sistemang pasahod ng *regional wage board*, *two-tiered wage system* at *flexible work arrangement*. Malala ang kontraktwalisasyon kung saan nasa pito hanggang 10 milyon ang mga kontraktwal sa bansa, ayon sa International Labor Organization.

Niyuyurakan pati ang karapatan ng mga manggagawa na ipaglaban ang kanilang kagalingan. Ginigipit ang mga lider-manggagawa at itinuturing na kriminal na akto ang pagwewelga, pag-uunyon at pakikipaglaban sa mga karapatan. Samantala, nagsasabwatan ang mga oportunista't dilawang lider unyon, kapitalista at mga ahente ng estado upang lansagin ang mga militante at progresibong unyon.



# KALATAS

Mayo 2021
TOMO 41 BILANG 5

NILALAMAN



*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*


st.kalatas@gmail.com


balikwastk.wordpress.com

Lalong nalubog sa kawalang katiyakan ang masang anakpawis pagdating ng pandemya. Pinasan na nga ng mga manggagawa ang epekto ng palyadong tugon ng gubyerno sa COVID-19, pinagdadamutan pa sila ng ayuda. Kapos na kapos ang minsanang P5,000 - P8,000 ayuda dahil sa mahal ng pagkain, iba pang bilihin at serbisyo. Hindi rin ito umaabot sa mga nangangailangan. Noong unang linggo ng Disyembre 2020, aabot lang sa 350,000 manggagawa ang nabigyan ng ayuda ng DOLE sa ilalim ng Bayanihan 2.

Kailangan na kailangan ng ayudang pantawid lalo ng mga drayber na halos isang taon nang hindi nakabiyahe. Ang pangakong ayuda ng LTFRB, bukod sa napakahirap makuha, ay hindi rin sapat para sa higit kalahating milyong drayber sa buong bansa na humantong na sa pamamalimos sa kalsada.

Lubha ring kailangan ng tulong ng mga pamilya ng tinatayang 600,000 hanggang isang milyong OFW na nadisloka ang hanapbuhay. Marami pa sa kanila ang nalustay ang ipon dahil sa kawalang kahandaan ng gubyerno na isaayos ang pangangailangan at transportasyon ng mga umuwing OFW na na*stranded* dahil sa pandemya. Samantala, dumarami ang mga migranteng manggagawa na nagkakasakit—sa tala ng Abril 6, 17,495 ang kumpirmadong kaso at 938 ang namatay na OFW dahil sa COVID-19.

Kasuklam-suklam ang palpak na programang ayuda at pagkikibit-balikat ng rehimen habang dumadaing sa kahirapan ang sambayanan. Lantaran ding pinabayaan ang kalusugan ng mga manggagawa na naging mas bulnerable dahil pwersadong pumasok sa trabaho. Inutil ang rehimen na utusan ang mga kapitalista na magpatupad ng minimum na *health protocol* kaya't napakaraming nahawa sa loob mismo ng pook-trabaho sa mga pagawaan. May 7,781 kaso ng COVID-19 sa 2,234 pagawaan sa buong bansa, ngunit wala pang mapagpasyang hakbangin sa *mass testing* at paghihigpit sa *physical distancing* ng mga empleyado.

Dagdag panganib sa kalusugan ng mga manggagawa ang kakulangan at kabagalan sa pagbabakuna. Hindi sila ginawang prayoridad dito. Hiling nilang mabigyan ng proteksyon ng bakuna lalupa't lumalabas na sila at lantad sa bayrus.

Hindi kayang tiyakin ng rehimen ang ayuda, bakuna at serbisyong pangkalusugan dahil inubos at kinurakot na nito ang pera ng bayan sa mga grandiyosong proyektong imprastraktura at kontra-mamamayan at konta-rebolusyonaryong gera. Nasa DPWH ang pinakamalaking badyet sa 2021 habang may alokasyon P19.1 bilyon ang walang kwentang NTF-ELCAC. Napakalaki rin ng pondo para sa pensyon ng mga opisyal ng AFP-PNP na aabot sa P152.9 bilyon. Mumo na lang ang natira sa pondo kaya't nagkukuripot na sa ayuda at ipinangungutang na ang bakuna.

Sa harap ng ganitong kundisyon walang pagpipilian ang mga manggagawa kundi lumaban para sa ayuda, kumpensasyon habang may pandemya at mga batayang pang-ekonomikong karapatan. Marahas itong tinugon ng sagadsaring pasistang rehimen na hindi papayagan kahit alinmang pagkilos sa takot na humantong ito sa kanyang pagbagsak mula sa poder. Walang habas nitong inatake ang kilusang paggawa at sinamantala pa ang pandemya upang magpataw ng mga mapaniil at anti-demokratikong patakaran at paghihigpit sa ilalim ng Anti-Terrorism Act.

Danas ito sa TK kung saan pinangungunahan ng RTF-ELCAC at AFP-PNP ang demonisasyon sa mga unyon at panunugis sa mga sumasali rito. Daan-daang manggagawa sa rehiyon ang biktima ng *red-tagging*, *harassment* sa pagawaan at mismong komunidad at iligal na pagtatanggal sa trabaho. Tinatakan ding terorista ang mga lider manggagawa upang bigyang matwid ang pandarahas sa kanila. Isinagawa ng armadong pwersa ng estado sa utos ni Duterte ang mga pagpaslang sa mga lider manggagawa na sina Dandy Miguel at Manny Asuncion para takutin ang mga lider at nagtatanggol sa karapatan ng mga manggagawa.

Walang ibang nararapat na tugon sa pasismo ng estado at rumaragasang krisis kundi ang maalab na pakikibaka. Higit kailangang buuin ang kolektibong lakas ng mga manggagawa upang harapin ang mga atake ng rehimen at patuloy na igiit ang mga demokratikong kahilingan. Kailangang itulak ang pagpapanibagong-sigla ng kilusang paggawa.

Mahalagang tanawin ang hinaharap ng kilusang paggawa batay sa aral ng kasaysayan. Ibayong sumusulong ang pakikibaka sa panahon ng matinding krisis na tinatapatan ng higit na reaksyunaryong panunupil. Panahon ng Batas Militar, kung kailan dumausdos ang ekonomya, nang palagablabin ng militanteng pagkilos ng mga manggagawa ang mga lansangan. Hindi napigilan ng kamay na bakal ng estado bagkus ay pinanday nito ang kilusang paggawa. Ambag ng kilusang paggawa sa TK sa anti-diktadurang pakikibaka ang maiigting at malaganap na kilusang welga at protesta kabilang ang mga dakilang laban sa mga pagawaan na Bluebar, Sunripe, Franklin Baker, Evertex, Filsyn at kapitalistang plantasyon ng Cayco-Fernandez na sumiklab sa huling bahagi ng 1970 hanggang sa pagputok ng pag-aalsa sa EDSA noong 1986.

Nagpatuloy ang militanteng tradisyon ng mga manggagawa sa mga sumunod na reaksyunaryong rehimen at inilunsad ang magigiting na pagkilos na sinuportahan ng bayan. Kabilang rito ang mga pinakahuli at matutunog na welga sa mga pagawaan ng *electronics*, pagkain at *car parts* sa Laguna, Batangas at Cavite.

Malaking inspirasyon ang militanteng kasaysayan ng kilusang paggawa. Halawan ito ng aral para sa mga napapanahong pang-ekonomikong laban ng masang anakpawis. Sa kagyat, itambol at ipagwagi ang P10,000 ayuda para sa mga nawalan ng trabaho at ang agarang P100 dagdag sa arawang sahod habang patuloy na isinusulong ang laban para sa P750 pambansang minimum na sahod. Pasiklabin ang mga laban para sa dagdag sahod, benepisyo at regularisasyon, at sapat na ayuda. Susi rito na itayo at paramihin ang mga unyon na mangunguna sa kilusang masa.

Kaalinsabay, kailangang lipusin ng pampulitikang pag-aaral at sosyalistang edukasyon ang mga manggagawa upang maunawaan nila ang kanilang istorikong misyon at papel sa panlipunang rebolusyon. Sapulin ang ugnayan ng mga pakikibakang manggagawa sa anti-pyudal na pakikibaka ng mga magsasaka upang mapanday ang saligang alyansa ng uring anakpawis. Kailangang humanay sa unahan ang kilusang manggagawa sa anti-pasista, anti-imperyalista at antipyudal na kilusang masa at pamunuan ang laban ng lahat ng uring pinagsasamantalahan at inaapi sa lipunan ng kasalukuyang malakolonyal at malapyudal na sistema sa Pilipinas. Kailangang itatak ang makauring pamumuno nito sa bagong demokratikong rebolusyon ng bayan at pakikibaka para sa sosyalismo.

Sa kalunsuran, dapat pamunuan at ipagwagi ng kilusang manggagawa ang pakikibaka para sa reporma at demokrasya bilang karugtong ng isinusulong na armadong pakikibaka sa kanayunan. Hamon ito sa mga rebolusyonaryong pwersa sa TK, lalupa't narito ang milyun-milyong manggagawang inaalipin ng neoliberal na globalisasyon. Sa kanilang bilang at abanteng praktikang panlipunan, taglay nila ang higanteng lakas na kinatatakutan ng mga naghaharing uri sa bansa. Ito ay pwersang magtutulak sa pagbagsak ng tiraniko at pasistang rehimen at magbubunsod ng pagbabago ng timbangan ng lakas sa digmang bayan. Ang paggising sa lakas ng mga proletaryo ay maghahawan ng landas tungo sa tagumpay ng pambansa demokratikong rebolusyon at ng sosyalistang hinaharap ng rebolusyon. K



# Rebolusyon ang tanging landas para sa uring proletaryo

Hangga't nagpapatuloy ang pang-aapi at pagsasamantala, hindi titigil ang mga proletaryong Pilipino na makibaka. Ubos-kaya silang lumalaban upang lagutin ang mga gapos ng tanikala buhay man ang ialay.

Sa ilalim ng rehimeng US-Duterte, lalong binubusabos ang uring manggagawa. Kinakaharap nila ang bigwas ng kapitalistang pagsasamantala kung saan laganap ang kontraktwalisasyon, mababa ang sahod, kadusta-dustang kalagayan sa paggawa at ngayong pandemya, labis-labis na kapabayaan sa harap ng kumakalat na bayrus. Tinapatan pa ito ng dahas ng estado para patahimikin ang mga manggagawa. Ngunit pinipili pa rin nilang makibaka hindi lamang para sa kanilang kapakanan, kundi ng buong sambayanan.

Nasa unahan ng pakikibakang ito ang mga martir na tulad nina Emmanuel "Ka Manny" Asuncion, Dandy "Pang Dandy" Miguel at Eduardo "Ka Resty" Torrenueva. Sila ang mga manggagawang Pilipino na lumaban sa iba't ibang paraan upang palayain ang kanilang uri at iba pang mga inaapi't pinagsasamantalahan sa lipunan.

**Ka Manny**

Makikita si Ka Manny sa harapan ng mga rali na hawak ang istrimer o kaya mga *placard*. Matamang pinakikinggan ang kanyang tanyag na boses tuwing nagtatalumpati dahil malakas niyang ibinubuhos sa mikropono ang galit ng mga Caviteño sa mga isyung kinakaharap. Siya ay isang mabuting kasama at kaibigan ng mga kapwa aktibista na hindi nagsasawang makipagkwentuhan ukol sa sitwasyon ng bawat sektor ng lipunan. Isa siyang mapagmahal na asawa at ama kung saan lagi niyang ikinukwento at ipinagmamalaki ang kanyang mga anak sa mga kapwa aktibista at kasama.

Tubong Cavite, mapaglingkod at walang takot si Ka Manny. Hindi lang isang aktibista, kundi ama na handang tumindig at magsalita para sa karapatan ng bawat Caviteño. Nagsimula siya bilang isang ordinaryong manggagawa na naghangad na pataasin ang kanilang sahod. Matapos mapagtanto ang labis na pagsasamantala hindi lamang sa kanilang uri kundi sa iba pang mga uri at sektor sa lipunan, ipinaglaban niya rin ang karapatan ng mga ito. Iginiit niya ang pagpapatigil sa *jeepney phaseout*, pagtutol sa pang-aagaw ng Lupang Ramos, paglaban sa reklamasyon at demolisyon sa Bacoor at iba pang mga proyektong agrabyado ang mamamayan.

Nagawa niyang iugnay ang pakikibaka ng mga manggagawa sa iba pang uri at sektor dahil sa araw-araw niyang pakikipamuhay sa kanila. Hindi nagtagal, naging *coordinator* siya ng Bayan Muna sa Cavite at sa kalaunan, tagapagsalita ng Bagong Alyansang Makabayan (BAYAN)-Cavite.



Inilaan ni Ka Manny ang kanyang buong husay sa pakikibaka para sa kaunlaran ng mga Caviteño at buong sambayanan hanggang sa magbuwis ng buhay. Pinaslang siya ng rehimeng Duterte kasama ang walong iba pang aktibista noong Marso 7, ang Bloody Sunday sa Timog Katagalugan.

**Pang Dandy**

Si Pang Dandy ay pangulo ng unyong Lakas ng Nagkakaisang Manggagawa sa Fuji Electric Philippines (LNMFEP-OLALIA-KMU) at pangalawang tagapangulo ng Pagkakaisa ng Manggagawa sa Timog Kagatagulan (PAMANTIK-KMU). Isa siyang huwarang unyonista, lider-manggagawa at lingkod-bayan. Isa rin siyang ulirang ama at asawa sa kanyang pamilya.

Isa sa mga bagong sibol na lider manggagawa si Pang Dandy — bata, matipuno at punung-puno ng determinasyon. Mula sa Quezon, nakipagsapalaran siya sa Laguna at naging manggagawa sa Fuji Electric sa Brgy. Canlubang, Calamba noong 2005. 'Di naglaon, naging regular siyang empleyado. Dito na siya namulat hanggang sa maging aktibong organisador na nagbunga sa pagkakatayo ng kanilang unyon noong 2015. Hinalal siyang pangulo ng kanilang unyon noong 2017.

Bilang pangulo ng kanilang unyon, pinamunuan ni Pang Dandy ang pakikibaka ng mga manggagawa sa Fuji Electric para sa pagpapataas ng sahod. Naipagtagumpay nila ang kanilang Collective Bargaining Agreement (CBA) noong 2020 na nagresulta sa pagpapataas ng sahod ng mga manggagawa ng Fuji










hanggang sa susunod na tatlong taon. Naigiit din nila sa kumpanya na magpatupad ng *health protocols and safety measures* sa loob ng pagawaan ngayong panahon ng pandemya.

Naunawaan ni Pang Dandy na ang pakikibaka ng manggagawa ay lampas pa sa apat na sulok ng kanilang pagawaan. Nakiisa rin siya sa pakikibaka ng mga manggagawa sa iba pang pabrika. Hindi lamang sa mga manggagawa nag-organisa si Pang Dandy, kundi sa kanyang pamilya. Bagamat hindi tanggap noong una, naipaunawa niya sa kanyang asawa ang pakikibaka ng mga manggagawa hanggang sa suportahan siya nito. Sa umpisa ay nag-away pa ang mag-asawa, subalit sa matiyagang pagpapaliwanag ni Pang Dandy nahimok niyang sumama ang kanyang kabiyak sa mga pagkilos.

Tulad ni Ka Manny, dinanas din ni Pang Dandy ang karahasan sa kamay ng estado. Ni-*red-tag* ng rehimen ang kanyang unyon at hinaharas ng AFP-PNP ang mga kasapi nito. Minsan na niyang inilahad sa publiko ang pangamba sa kanyang buhay laluna matapos ang Bloody Sunday. Tatlong linggo makalipas ang pamamaslang, tinambangan siya ng AFP-PNP noong Marso 28 sa Asia 1, Brgy. Canlubang bandang 7:30 ng gabi. Siya ang ikalawang lider ng PAMANTIK-KMU na pinaslang ng rehimeng Duterte.

**Ka Resty**

Katulad nina Ka Manny at Pang Dandy, pinili rin ni Ka Resty na lumaban, ngunit sa ibang paraan. Dahil wala nang makitang solusyon, tinahak ni Ka Resty ang pinakamataas na anyo ng paglaban – ang armadong pakikibaka.

Si Ka Resty ay ipinanganak noong Mayo 18, 1998 sa Brgy. Libertad, Hilongos, Leyte. Bata pa lamang, tumutuwang na siya sa kanyang mga magulang sa paghahanapbuhay. Dahil sa kahirapan, napilitan siyang magtrabaho sa edad na 14 at makipagsapalaran sa Maynila para makatulong sa kanyang mga magulang at mapag-aral ang mga kapatid. Namasukan siya sa iba't ibang klaseng trabaho.

Dahil sa sistemang kontraktwalisasyon, hindi niya naranasan ang magkaroon ng regular na trabaho. Mula doon ay namulat siya sa tunay na kalagayan ng bansa. Nagpasya siyang ipaglaban ang sahod, trabaho at karapatan ng mga manggagawa. Naging bahagi siya ng pagbubuo ng pagkakaisa ng mga kontraktwal na mga manggagawa sa kanilang pabrika para ipaglaban ang regularisasyon sa trabaho. Lumahok si Ka Resty sa inilunsad na welga ng kanilang unyon.

Sa pag-unlad ng kanyang kamulatan, nagpasya siyang tumungo sa kanayunan at sumapi sa Bagong Hukbong Bayan noong Marso 2020. Nagbuwis siya ng buhay sa isang labanan sa pasistang kaaway noong Pebrero 5, 2021 sa Brgy. Masaya, Buenavista, Quezon.

Si Kasamang Resty ay lagi't laging maaalala ng mga kasama at ng masa sa kanyang sigla bilang Pulang mandirigma ng BHB, dedikasyon at kasigasigan sa paggampan ng gawain. Taglay niya ang katapangan mula sa kanyang pagkakaunawa sa paninindigan at prinsipyo ng pagrerebolusyon.

Sina Ka Manny, Pang Dandy at Ka Resty ay mga martir mula sa uring manggagawa na hinding-hindi malilimutan ng mga kasama at ng malawak na sambayanang kanilang pinaglingkuran. Mananatili ang kanilang mahahalagang ambag sa pagsulong ng rebolusyon. Nagsisilbi silang inspirasyon ng mga rebolusyonaryo at malawak na mamamayang api para ibayo pang kumilos, lumaban at ipagpatuloy ang kanilang naiwang tungkulin hanggang sa tagumpay.

Nabuwal ang kanilang katawan, subalit ang diwa at pakikibaka ng mga rebolusyonaryong martir ay nagpapatuloy at mananalaytay hanggang sa lumaya ang bayan sa pagsasamantala. Panghahawakan ng uring proletaryo at mga rebolusyonaryong pwersa ang kanilang mga ambag at sakripisyo para ipagwagi ang pambansa-demokratikong rebolusyon at ipundar ang sosyalismo sa Pilipinas at sa buong daigdig. K

**Mabuhay ang alaala ng mga rebolusyonaryong martir!**
**Mabuhay ang uring manggagawa, hukbong mapagpalaya!**

# Mas matinding atake sa mga manggagawa sa panahon ng pandemya

Mas malala pa sa nakamamatay na bayrus na COVID-19 ang kapitalistang ganid at pambubusabos na nanalanta sa mga mangggagawa ng buong daigdig sa panahon ng pandemya. Habang nasa higit daang milyon ang nahawahan ng sakit, aabot sa higit isang bilyong manggagawa ang lubhang apektado ng mga imbing pakanang ipinatupad ng imperyalismo bilang tugon sa pagliit ng pandaigdigang produksyon.

Bagamat totoong matinding dagok sa ekonomya ang pandemya, dapat maunawaan na pinalala lamang nito ang umiiral na krisis pang-ekonomiko ng daigdig. Higit isang dekada nang nasa istagnasyon at depresyon ang ekonomya ng mundo mula nang pumutok ang krisis sa pinansya noong 2008. Bumagal ang paglago ng ekonomya ng alinmang mayamang bansa habang palaki nang palaki ang pandaigdigang utang. Sa loob ng isang dekada mula 2008, lumago lamang ang pandaigidigang ekonomya ng $28 trilyon habang lumobo ang utang ng mundo tungong $84 trilyon. Lahat ng ito'y maiuugat sa krisis ng labis na produksyon sa halos lahat ng tipo ng kalakal mula langis, *natural gas*, bakal, *electronics*, at iba pa.




**Anti-manggagawang patakaran habang may pandemya**

Pinabilis ng COVID-19 ang pagbulusok ng pandaigdigang krisis ng monopolyo-kapitalismo. Sa konserbatibong taya ng World Bank, itutulak ng disempleyo at pagbagsak ng sahod sa sukdulang kahirapan ang 131 milyong tao sa buong mundo at walang katiyakan ang kabuhayan ng 3.3 bilyong lakas paggawa ng daigdig.

Kaya pagsapit ng pandemya, binigyang-matwid ng mga kapitalista ang pagsasalba sa sarili at walang konsensyang nagpatupad ng mga anti-manggagawang hakbangin. Talamak ang mga *layoff* o tanggalan sa trabaho at pinalubha ang mga kundisyon sa paggawa.

Tinataya ng International Labor Organization na aabot ng 495 milyong manggagawa ang nawalan ng trabaho sa kalagitnaan ng 2020. Marami sa mga na*lay-off* ay mula sa industriya ng paliparan, pagkain at akomodasyon, at *wholesale* at *retail*. Maaaring umabot hanggang 25 milyong tao ang mawawalan ng trabaho sa industriya ng *aviation* ayon sa International Air Transport Association habang singdami ng 50 milyong trabaho sa turismo ang namemeligro sa taya ng World Travel and Tourism Council. Lolobo pa ang bilang ng walang trabaho lalo't 436 milyong kumpanya ang apektado ng COVID-19.

Bukod dito, 1.6 bilyong manggagawang nasa mga trabahong mababa ang sahod ang lalong lumiit ang kita at nawalan ng hanapbuhay. Bumagsak nang 11% ang sahod at pinagkakaitan ng mga benepisyo at serbisyong pangkalusugan ang anakpawis upang mapaliit ang gastos at mamantine ang yaman ng burgesya.

Naging malaganap ang pagpapahaba sa oras ng paggawa sa anyo ng iskemang *work-from-home*, pagkakaltas sa sweldo at pagpapaliban sa pagtataas ng sahod. Garapalan ding isinasantabi ang rekisitong *physical distancing* sa pag-oopereyt ng mga pabrika sa halos dating kapasidad bago ang pandemya habang walang pasilidad at mekanismong pangkalusugan na ipinatutupad ang mga kapitalista para protektahan ang mga manggagawa sa pagkakahawa't pagkakasakit ng COVID-19.

Labis na pinahirapan ang mga migranteng manggagawa na naipit sa pag-uwi sa kanilang pinanggalingang bayan o pananatili sa pinagtatrabahuhang bansa. Sa binibilang ng reaksyunaryong gubyerno na 2.3 milyong OFW, nasa 21.7% o halos kalahating milyon ang tinatayang nawalan ng trabaho noong 2020. Laganap ang kwento ng mga OFW na nauwi sa pamamasura at panlilimos sa ibang bansa para mabuhay samantalang ang mga umuwi sa Pilipinas ay nagsisiksikan

**Bilang resulta ng pandemya, nalantad ang kasamaan at kabiguan ng pandaigdigang sistemang kapitalista. Matapos man ang pandemya, magpapatuloy at lalala ang sistemikong krisis kapwa sa mga imperyalista at di-imperyalistang bansa.**

sa mga pasilidad pangkwarantina at naubusan ng impok.

Lalong nalantad ang kabulukan ng kasalukuyang sistema sa abang sitwasyon ng mga *frontliners* na manggagawang pangkalusugan. Binabarat ang kanilang sahod at pinababayaang mahawahan ng bayrus. Sa buong mundo, nasa 115,000 manggagawang pangkalusugan na ang namatay dahil sa COVID-19. Kasama sila laluna ang mga nasa mahihirap na bayan sa pinagkaitan ng proteksyon dahil pinakyaw na ng iilang mayamang bansa ang mahigit 60% ng suplay ng bakuna na sobra-sobra sa pangangailangan ng kanilang sariling mamamayan. Sa Pilipinas, walang-kahihiyan pang inilalako ng gubyerno ang mga manggagawang pangkalusugan sa ibang bansa kapalit ng bakuna.

Nakasama sa kalusugang mental ng mga manggagawa ang pinatinding pang-aabuso at pagsasamantala habang may pandemya. Sa pag-aaral ng International SOS Foundation at Affinity Health at Work noong 2020, 1 sa 5 manggagawang nasa "*remote rotational work*" ang madalas makaramdam ng kagustuhang magpakamatay. Halimbawa nito ang mga empleyado ng BPO o *business process outsourcing* kung saan kalakaran ang malulupit na *shift* at matataas na *quota* o target sa trabaho. Ayon sa mga eksperto, nakadagdag sa isipin ng mga manggagawa ang mga kalagayang ibinunsod ng pandemya tulad ng matagalang pagkalayo sa pamilya't kaibigan pati ang pangamba na mahawahan ng bayrus.

**Damayan at paglaban ng mga manggagawa**

Tumingkad sa katindihan ng pang-aapi at kasalatan sa masang anakpawis ang pagkakapit-bisig para lampasan ang krisis at igiit ang kagalingan ng mayorya. Nagkaroon ng kagyat na aksyon para tugunan ang kagutuman ng maralita gaya ng pagtatayo ng mga *community pantry*, *community kitchen* at operasyong relip na nilikom mula sa ambag ng karaniwang mamamayan.

Sumiklab din ang mga pagkilos na tumuligsa sa mga tusong maniobra ng mga kapitalista para takasan ang obligasyon sa kanilang mga empleyado at mga protesta laban sa mga inutil na gubyernong inabandona ang mamamayan sa gitna ng COVID-19. Sumiklab ang mga rali sa Chile, Venezuela, France, United Kingdom, Colombia, India, US at iba pang bansa kaugnay ng kabiguan ng kani-kaniyang gubyerno na harapin ang pandemya.

Kasabay nito, patuloy ang paglaban para sa trabaho, sahod at karapatan. Tumampok sa 2020 ang laban ng mga manggagawa ng kumpanyang Amazon na pagmamay-ari ng pinakamayamang tao sa buong mundo na si Jeff Bezos. Naglunsad ng mga piket at protesta ang mga manggagawa ng higanteng kumpanya bilang pagtutol sa hindi makatwirang *quota*, pagkakait ng mga pahinga o *break*, at panghaharas hanggang iligal na pagsisante sa mga empleyadong nagpapahayag ng diskuntento sa pagawaan.

Makasaysayan din ang *general strike* na inorganisa ng 10 unyon at higit 250 organisasyon ng mga magsasaka sa India. Lampas 250 milyong Indian na binubuo ng mga magsasaka, manggagawang pang-agrikultura at mga manggagawa sa mga industriya ng transportasyon, komunikasyon, pinansya, daungan, bakal, *coal*, at *engineering* ang lumahok sa *strike* na nanawagan sa pagbabasura ng pribatisasyon at iba pang di patas na neoliberalistang patakaran sa paggawa at ekonomya.

"Bilang resulta ng pandemya, nalantad ang kasamaan at kabiguan ng pandaigdigang sistemang kapitalista. Matapos man ang pandemya, magpapatuloy at lalala ang sistemikong krisis kapwa sa mga imperyalista at di-imperyalistang bansa. Ang mga anti-mamamayang rehimen at pinuno sa iba't ibang bansa ay pananagutin at kamumuhian bilang kaaway ng bayan hindi lamang para sa maling pagtugon at pagpapalubha sa pandemya kundi maging sa pagpapatuloy ng hindi makatarungang sistema," pagsusuri ni Jose Ma. Sison, Chief Political Consultant ng NDFP. K



**TUGON**
**NI PATNUBAY DE GUIA**

# Bakit walang batayang ligal at istorikal ang pag-angkin ng China sa ilalim ng mapang *nine-dash line*?

Sa pamamagitan ng mapang *nine-dash line*, nais angkinin ng China ang kalakhang bahagi ng South China Sea bilang bahagi ng teritoryo nito. Bagamat 2.5% lamang ang South China Sea ng kabuuang karagatan sa daigdig, 12% ng taunang nahuhuling isda sa daigdig ay nagmumula rito. Dahil ito sa Spratly Islands na isang malawak na kalipunan ng mga bahura na pinangingitlugan ng sari-saring klase ng mga isda na tinatangay ng alon sa mga baybaying karagatan ng China, Vietnam, Malaysia, Indonesia, Borneo at Pilipinas.

Mayaman ang South China Sea sa deposito ng *methane hydrates* na pinagmumulan ng *natural gas*. Sa pagtaya ng China, ang *methane hydrates* sa South China Sea ay maaaring tugunan ang pangangailangan sa enerhiya ng ekonomya ng China hanggang 'di bababa sa 100 taon. Dumadaan din sa South China Sea ang 50% ng *import* ng China mula sa Strait of Malacca. Ang mga pang-ekonomiko at geopulitikal na salik na ito ang dahilan ng pagnanasa ng China na angkinin at kontrolin ang Spratlys at kalakhan ng South China Sea.

Ang pag-angkin ng China sa kalakhan ng South China Sea ay nakabatay sa nilubid na istorikal na kasinungalingan na bahagi ng teritoryo ng China ang karagatang ito sapul ng 2,000 taong nakalipas. Sa papel na isinumite ng gubyernong Chinese sa Arbitral Tribunal noong Disyembre 2014 (nang hindi lumalahok sa arbitrasyon na isinampa ng gubyerno ng Pilipinas), iginiit nito na ang China ang may soberanyang kapangyarihan sa South China Sea dahil ito ang unang bansang nakatuklas, nagbigay ng pangalan, gumawa ng pananaliksik at pinakikinabangan ang mga rekurso sa mga islang nasa loob ng karagatang ito sa nagdaang 2,000 taon.




*Ang mapang nine-dash line na isinumite ng China sa United Nations noong Mayo 7, 2009.*

Bagama't inilathala ng China ang mapang *nine-dash line* noong 1947, noon lamang Mayo 7, 2009 isinumite ng China sa United Nations at nagkaroon ng kaalaman ang buong daigdig sa pag-iral ng nasabing mapa. Inilatag nito ang diumanong hindi mapasusubaliang soberanya, karapatan at hurisdiksyon ng China sa mga isla sa South China Sea at mga karatig na katubigan kabilang ang lupang nasa ilalim ng nasabing karagatan.

Subalit pinasusubalian ang istorikal na kathang-isip na ito ng mga inilathala ng People's Republic of China na sinaunang upisyal na mapa ng China mula Tang hanggang Qing dynasty—sumasaklaw nang halos isang libong taon—na nagpapakita na ang inabot na pinakadulong teritoryo ng China sa timog ay ang Isla ng Hainan.

Kailanman, hindi naabot ng teritoryo ng China ang Paracel Islands, Spratly Islands o ang Scarborough Shoal. Ang mga sinaunang mapang ito ang nagpapatotoo na hindi pag-aari o naokupa ng China ang mga nasabing isla sa South China Sea sa buong pag-iral ng mga dinastiyang Chinese. Pinasisinungalingan nito ang istorikal na kathang-kwento na ang South China Sea ay bahagi na ng teritoryo ng China sapul sa nakalipas na 2,000 taon.

Samantala, noong 1932, sa isang upisyal na deklarasyon sa daigdig, ipinahayag ng China na ang pinakadulong katimugang teritoryo nito ay ang Paracel Islands sa kabila ng katotohanang nauna nang inuukupa ito ng mga Pranses. Kahit ang pinakahuling deklarasyong ito ay nagpapatunay na kailanman hindi nasaklaw at wala ni katiting na batayan ang paghahabol ng China sa Spratlys at Scarborough Shoal bilang bahagi ng teritoryo nito.

Bago sumiklab ang World War II (WW II), sinakop ng mga Hapon ang Paracel Islands at ang Itu Aba na pinakamalaking isla sa Spratlys. Nagtayo ang mga Hapones ng *submarine base* sa Itu Aba na ginamit na lunsaran sa pagsakop sa Pilipinas. Sa pagkatalo ng Japan sa WW II, nilisan nito ang sinakop na mga teritoryo sa South China Sea.

Sa ganito nabuksan ang daan ng unti-unting pagsakop ng China sa mga isla sa South China Sea mula 1946-2017.

Noong 1946, sinakop ng China ang kalahati ng Paracels, ang Amphitrite Group sa silangan; habang ang natitirang kalahati, ang Crescent Group sa kanluran ay nabawi ng mga Pranses at minana naman ng gubyernong South Vietnamese. Sa parehong taon, sinakop ng China ang Itu Aba.

Noong 1974, sa pagtatapos ng gera sa Vietnam, sinakop ng China ang natitirang kalahati ng Paracels. Noong 1987, nagtayo ang China ng istasyon ng *radar* sa Fiery Cross Reef sa tabing ng pagtulong sa UNESCO na gumagawa ng sarbey noon sa buong karagatan ng mundo. Nasundan ito noong 1988 ng pang-agaw ng China sa Subi Reef mula sa Pilipinas at sa Johnson South Reef mula sa Vietnam.

Noong 1995, inagaw ng China ang Mischief Reef mula sa Pilipinas at ang Scarborough Shoal noong 2012; at pagkaraan, ang Luconia Shoals mula sa Malaysia noong 2013. Noong 2015 at 2016, gumawa ng reklamasyon ang China at nagtayo ng baseng nabal at artipisyal na mga isla sa pitong (7) *geologic features* sa Spratlys. Noong 2017, inagaw ng China ang Sandy Cay sa Pilipinas na 2 *nautical miles* lamang mula sa Pag-asa Island, ang pinakamalaking isla ng bansa sa Spratlys sunod sa Itu Aba.

Ang Pilipinas ang may pinakalumang dokumentaryong katibayan ng soberanya sa Spratlys—ang mapang Murillo Velarde ng 1734 na nagpapakita ng upisyal na teritoryo ng Pilipinas sa panahon ng kolonyalismong Espanyol kung saan kabilang ang Spratlys na tinawag noon na Los Bajos de Paragua. Sa nasabi ring mapa, unang tinawag ang Scarborough Shoal na Panacot. Walang mas lumang mapa ng China, Vietnam at Malaysia o ng kahit anong bansa na nagpapakita na ang Spratlys ay naging bahagi ng kanilang teritoryo.

Sa ilalim ng 1898 Treaty of Paris na inamyendahan ng 1900 Treaty of Washington, isinuko ng Espanya ang Spratlys at Scarborough Shoal sa US kabilang ang lahat ng titulo at paghahabol sa titulo sa alinman at lahat ng mga isla na bahagi ng kapuluan ng Pilipinas.



*Ang teritoryo ng Pilipinas sa mapang Murillo Velarde ng 1734.*

Dagdag pa, ang 1667 na mapa ng Pilipinas na ginawa ni Nicolas Sanson, ang *Royal Cartographer* ni King Louis XIII ng France ay nagpapakita na bahagi ng teritoryo ng Pilipinas ang Spratlys. Nang sinakop ng France ang Spratlys noong 1933, naging bahagi na ito ng teritoryo ng French Union sa ibayong dagat at hindi ng Vietnam.

Sa ganito, hindi maaaring gamitin ng China ang mapang *nine-dash line* sa pag-angkin sa Spratlys dahil nalantad na ito bilang walang ligal o makatatayong batayan sa ginagawang arbitrasyon sa South China Sea. Noon lamang 1947, unang naghabol ang China nang inilabas nito ang mapang *nine-dash line* at ito rin ang pinakahuling naghahabol at nag-ukupa sa Spratlys.

Noong Hulyo 12, 2016, inilabas ng Permanent Court of Arbitration (PCA) ng United Nations ang desisyon na nagbabasura sa istorikal na pag-angkin ng China sa mga teritoryong sinasaklaw ng mapang *nine-dash line*. Hinusgahan ng PCA na walang ebidensya ang China sa iginigiit nitong eksklusibong kontrol sa karagatan at rekurso sa loob ng *nine-dash line* at walang ligal na batayan ang paghahabol ng China sa ilalim ng UN Convention on the Law of the Sea (UNCLOS).

Pinawalambisa ng UNCLOS ang mapang *nine-dash line* mula nang maging epektibo ang kumbensyon noong 1994. Mula nang iratipika, kinikilala ng iba't ibang bansa bilang pandaigdigang batas ang UNCLOS na nagsisilbing gabay sa pagtatakda ng hangganan ng mga bansa sa karagatan at karapatan sa mga sinasaklaw nito. Kapwa nakapirma rito ang China at ang Pilipinas.

Malinaw na isinaad sa UNCLOS ang mga hangganan at sinasaklaw na karagatan ng mga bansa. Ang 12 *nautical miles* mula sa *baseline* ng isang bansa ay itinuturing na saklaw ng *territorial waters* at kung gayon, may kaukulang hurisdiksyon dito. Saklaw naman ng *exclusive economic zone* (EEZ) ng isang bansa ang nasa loob ng 200 *nautical miles* mula sa *baseline* nito. Wala itong hurisdiksyon subalit may soberanyang karapatan na solong pakinabangan ang lahat ng mga rekurso (*marine*, *mineral* at *fossil fuel deposits*) na matatagpuan sa loob ng EEZ.

Ito ang pinagbatayan ng husga ng *arbitral tribunal* na pumabor sa

## *Magbuklod-buklod upang ipagtanggol ang pambansang soberanya't teritoryo ng bansa at palayasin ang mangangamkam na China.*

*claim* ng Pilipinas sa West Philippine Sea. Batay sa UNCLOS, inilabas sa *arbitration award* ng *tribunal* ang desisyon ng PCA kung saan ibinasura nito ang *nine-dash line* na makikita sa mga sumusunod:

1. Ang [UNCLOS] Convention ang nagtatakda ng lawak ng sinasaklaw nitong karagatan (*maritime entitlements*) sa South China Sea, at hindi na maaaring lumagpas pa sa itinakda nitong hangganan.
2. Ang paggigiit ng China sa istorikong karapatan, o iba pang soberanong karapatan o hurisdiksyon, sang-ayon sa saklaw na karagatan ng South China Sea na nakasaad sa *nine-dash line* ay kumokontra sa Convention at walang ligal na pagsasaalang-alang na lumalagpas ito sa heograpikal at substantibong hangganan ng saklaw ng karagatan (*maritime entitlement*) ng China sa ilalim ng Convention. Pinawalambisa na ng Convention ang lahat ng naunang istorikong karapatan o soberanong karapatan o hurisdiksyon na lampas sa lahat ng hangganang itinakda nito.

Dagdag pa, ang *nine-dash line* ay hindi maaaring ituring na *maritime boundary line*. Hindi istable ang hangganan ng *nine-dash line* dahil nagpapabagu-bago ito nang walang malinaw na batayan. Sa kasaysayan, nagsimula sa 11 *dash* hanggang sa maging siyam na *dash* na lamang ito. Hindi rin malinaw ang linya ng hangganan dahil wala itong ispesipikong *geographic coordinates* at hindi magkakaugnay ang mga linya.

Ayon kay Antonio Carpio, dating Associate Justice ng Korte Suprema, walang maipakitang mapa ang China na nagpapatunay na saklaw nito ang Spratly Island at Scarborough Shoal.

Sa kabila ng nagdudumilat na katotohanan, walang kahihiyang ibinasura pa ni Duterte ang paborableng desisyon ng PCA. Singkahulugan nitong kinikilala niya ang iligal na mapang *nine-dash line* at sinusuportahan ang paglapastangan ng China hindi lamang sa teritoryo at soberanong karapatan ng Pilipinas kundi sa iba pang mga bansa sa timog silangang Asya.

Dapat igiit, ipagtanggol at ipaglaban ng sambayanang Pilipino ang naipanalong *arbitral award* sa PCA ng UNCLOS bilang pagkilala ng internasyunal na komunidad sa soberanong karapatan ng Pilipinas sa EEZ nito. Kailangan labanan ng mamamayan ang pag-angkin ng China sa WPS upang matamasa hindi lamang ng kasalukuyang henerasyon kundi ng mga susunod pa ang patrimonyang yaman at rekurso ng bansa. Marapat na magbuklod-buklod ang taumbayan upang ipagtanggol ang pambansang soberanya't teritoryo ng bansa at palayasin ang mangangamkam na China. K

*BALITA*

# 4 kampo militar sa Quezon, pinatalsik ng mga taumbaryo

Apat na kampo ng sundalo sa Quezon ang pinitisyon ng taumbaryo na paalisin dahil sa perwisyong dulot nito sa barangay. Napilitang umalis ang mga kampo sa Brgy. Sta. Elena at Cawayan sa bayan ng Lopez; at Brgy. Vista Hermosa at P. Herrera sa bayan naman ng Macalelon. Inireklamo ng mga nagngangalit na residente ng Sta. Elena ang pagtatampalasan ng mga sundalo sa kanilang barangay hall matapos itong pagkampuhan ng halos dalawang linggo.

Ayon sa opisyal ng barangay, "Dinaig pa namin ang alipin. Pati tae nila, kami ang pinagdadakot." Naglagay sila ng paskil na "Bawal Ang Tumuloy Dito" at pinalitan na ang kandado ng nasabing gusali.

Sa Cawayan, pinetisyon ng taumbaryo na paalisin ang kampo dahil ayaw nilang malapit ito sa kanilang bahay. Napilitang lumipat ang mga sundalo.

Sa Vista Hermosa naman, napatay ng mga lasing na CAFGU at sundalo ang alagang kabayo ng isang residente pagkatapos nilang magpaputok noong Enero 31. Dahil dito, nagpetisyon din ang Sangguniang Barangay na paalisin na ang nagkakampong sundalo. Noong Mayo 17, dinidemolis na ng mga tropa ng 85th IBPA ang kanilang kampo para ilipat sa P. Herrera, karatig na baryo. Hindi pa nakakalipat ang mga sundalo, sinalubong na agad sila ng reklamo ng mga taga-P. Herrera.

Naisagawa ang mga petisyong layas militar sa gitna ng nagpapatuloy na *focused military operations* ng 59th IBPA at 85th IBPA sa 34 barangay ng Macalelon, Lopez at Gumaca. Mula Abril, mahigit isang buwan nang nag-ooperasyon dito ang hindi bababa sa dalawang kumpanya ng AFP-PNP-CAFGU.

Nanawagan ang NDFP-ST sa mamamayan ng Timog Katagalugan na pamarisan ang pagkilos ng mamamayan ng Quezon. Hinikayat silang maglunsad ng mga kilusang masa para palayasin ang AFP-PNP, tutulan ang mga operasyong *retooled community support program* at pigilan ang pagtatayo ng mga kampo. K



# Pagkilos sa Araw ng Paggawa, nagpatuloy sa kabila ng pananakot, panghaharang

Matapos ang isang taon, matagumpay na nakapagsagawa ang mga manggagawa ng mga pagkilos sa iba't ibang probinsya sa Timog Katagalugan sa Mayo Uno.



Nagtipon ang halos 1,000 manggagawa at mga aktibista mula sa iba't ibang mga sektor at organisasyon sa iba't ibang mga sentrong lungsod hindi lamang upang gunitain ang ika-118 taon ng Araw ng Paggawa sa Pilipinas kundi upang masidhing kundenahin ang papalubog na kalagayan ng mamamayan sa loob ng limang taon ni Duterte.

Pinangunahan ng Pagkakaisa ng Manggagagawa sa Timog Katagalugan (PAMANTIK-KMU) ang mga pagkilos sa Mayo Uno. Nasa harapan ng kanilang mga panawagan ang kagyat at sapat na ayuda para sa mga naapektuhan ng pandemya, pagsulong ng kalusugan at kaligtasan, proteksyon ng kabuhayan, paggalang sa karapatang pantao, at pagsulong ng pambansang soberanya at patrimonya.

Tinuligsa rin ng mga protesta ang malawakang *red-tagging*, paniniil at maging pag-aresto at pamamaslang sa mga lider-manggagawa at unyonista sa buong bansa. Noong Marso 28, pinaslang ng mga hindi-kilalang indibidwal si Dandy Miguel, pangalawang tagapangulo ng PAMANTIK-KMU.

Bago nito, pinaslang din ang 9 lider-aktibista at inaresto ang 6 pa noong Marso 7 sa sinkronisadong operasyon ng PNP at AFP, na tinaguriang masaker ng Bloody Sunday. Lahat sila ay una nang naging biktima ng *red-tagging* ng NTF-ELCAC.

Sa utos ni Lt. Col. Jonathan Villamor, hepe ng PNP-CALAMBA, hinarang ng mga pulis ang sakbayan ng mga manggagawang papunta sa programa sa Crossing, Calamba ngunit matagumpay na ipinagpatuloy ng PAMANTIK-KMU ang kanilang programa.

Inilunsad din sa buong bansa ang mga protestang bayan na pangunahing nananawagan ng kagyat at sapat na ayuda para sa milyun-milyong Pilipinong apektado ng militarisadong *lockdown* ng rehimeng Duterte.

Sa parehong araw, naglunsad ng programa ang mga unyon at organisasyon ng manggagawa sa Welcome Rotonda matapos harangin ng mga pulis ang lahat ng lugar papasok ng Liwasang Bonifacio, ang naunang itinakdang lugar ng protesta. Umabot sa 5,000 ang dumalo sa malawakang protesta rito.

Naharap din sa iba't ibang porma ng panghaharang, pang-aaresto at pandarahas ang mga protesta sa Mayo Uno. Hinarang ang delegasyon mula sa Rizal na pupunta sa programa sa Maynila dahil diumano sa paglabag sa *physical distancing*.

Pinagbantaan naman ng mga pulis na dadahasin ang pagkilos sa Bacoor, Cavite at kinumpiska ang mga dalang *placards* ng mga delegado para sa programa. Ang pagkilos ay nilahukan ng hindi bababa sa 500 manggagawa at aktibista.

Samantala, hinarang naman ng mga pulis ng Los Baños, Laguna ang mga estudyante ng UP Los Baños (UPLB) na dumalo sa protesta dahil sa diumano'y hindi pagsusuot ng *face shield*. Pinadaan sila makalipas ang halos dalawang oras, matapos kausapin ng mga opisyal ng UPLB ang mga pulis at kwestiyunin ang panghaharas ng huli.

Sa Cebu, inaresto ang 34 aktibista na papunta sa mga pagkilos sa probinsya. Nakalaya sila matapos magbayad ng tig-P500 pyansa.

Samantala, hinarang at inaresto naman ng 3rd Mechanized Batallion ng AFP ang 11 kabataan at drayber ng kotseng sinakyan nila papunta sa pagkilos. Nakalaya sila noong Mayo 6 matapos magbayad ng pyansa sa paglabag sa *physical distancing*.

Naglabas ng mga pahayag ang mga rebolusyonaryong pwersa sa makasaysayang araw na ito. Nagpaabot ng maalab na pagbati ang Revolutionary Council of Trade Unions sa Timog Katagalugan (RCTU-NDFP-ST). Ani Fortunato Magtanggol, tagapagsalita ng RCTU-NDFP-ST, "Walang ibang patutunguhan ang rehimeng Duterte kundi ang kanyang mabilis na pagkahiwalay sa mamamayan at pagbagsak dahil sa korap at palpak na pagharap sa pandemya."

Ayon naman sa pahayag ng Komiteng Rehiyon ng Timog Katagalugan, "Sa harap ng walang katulad na krisis panlipunan, kailangang patibayin at palakasin ang hanay ng uring manggagawa at pumalaot sa unahan ng pakikibaka ng bayan para sa kalayaan at demokrasya." K



# 3 patay, 11 sugatan sa PNP sa ambus ng BHB Mindoro

Tatlo ang kumpirmadong patay at 11 ang nasugatan sa PNP-MIMAROPA sa isinagawang ambus ng Lucio de Guzman Command (LdGC)-BHB Mindoro noong Mayo 28 sa Sityo Banban, Brgy. Nicolas, Magsaysay, Occidental Mindoro bandang alas-10:30 hanggang 11:45 ng umaga.

Tinambangan ng LdGC-NPA-MIndoro ang *back-to-back* na sasakyan ng magkasanib na berdugong pwersa 1st Occidental Mindoro Provincial Mobile Force Company ng PNP-MIMAROPA at 203rd Infantry Brigade ng Philippine Army.

Inulat na namatay sina Police Executive MSgt. Jonathan Alvarez, Police Cpl Stan Gonggora at Nolito Develos. Sugatan naman ang mga may ranggong Police SSgt. na sina Dexter Sagun, Edwin Vergara, Michael Saulog at Michael Enero; Police Cpl na sina Kim Jayson Malaluan at Nicolas Estopacio, Jr; at mga Patrolman na sina Armando Pulido, Danny Soriano, Jayrald Insigne, Darwin Equilla at Bayani Salgado, Jr.

Dahil sa malaking kahihiyan at pinsalang natamo, nagpakalat ng kasinungalingan ang AFP-PNP na ang target ng BHB Mindoro ay si Occidental Mindoro Governor Ed Gadiano.

Ayon kay Madaay Gasic, tagapagsalita ng LdGC, "Ang AFP-PNP ang target ng LdGC. Ito ang dahilan kung bakit ang sasakyan lamang ng PNP at Army ang pinutukan ng BHB at tiniyak na makalampas muna ang sasakyan ng mga sibilyan, kabilang ni Governor Gadiano bago pinutukan ang sasakyan ng PNP at Army."

Dagdag ni Gasic, "Mula sa mga impormasyong ibinigay ng mga biktima at mamamayang suklam na suklam na sa pandarahas na ginagawa ng PNP-MIMAROPA at 203rd Brigade, naisagawa ang matagumpay na pag-ambus sa kaarawan ng pagsasakatuparan ng mapanlinang na 'Serbisyo Caravan' ng PTF-ELCAC-Mindoro Occidental."

Ang ambus ay tugon ng LDGC sa kabi-kabilang sampang reklamo ng mga Mindoreño laban sa mga pwersa ng PNP-MIMAROPA at 203rd Brigade.

Pagtatapos ni Gasic, "Patuloy na gagampanan ng LDGC-BHB-Mindoro ang dakilang tungkulin nitong ipagtanggol ang pambansa-demokratikong interes ng sambayanang Pilipino. Makakaasa ang sambayanan at ang mga Mindoreño na gagawin ng BHB ang buong makakaya anuman ang kapalit nito upang mabigyan ng katarungan ang milyun-milyong biktima ng pamamaslang, pandarahas at pagpapahirap ng tiranikong rehimeng Duterte." K

# Mga nag-ooperasyong 80th IBPA, binigwasan ng BHB Quezon

Binigwasan ng Apolonio Mendoza Command (AMC)-BHB Quezon ang nag-ooperasyong 80th IBPA sa General Nakar, Quezon na nagsisilbing bantay sa konstruksyon ng mapaminsalang Kaliwa Dam.

Noong Mayo 8, naglunsad ng dagliang ambus ang yunit ng AMC sa Sitio Makanamban, Brgy. Pagsangahan sa 30-kataong tropa ng 80th IBPA. Tinambangan ng mga Pulang mandirigma ang pasistang tropa at napinsala ang *advance team* nito na noo'y patawid ng ilog.

Noong Mayo 17, hinaras ng BHB Quezon ang 40-kataong tropa ng 80th IBPA sa Sityo Lagmak, Brgy. Pagsangahan. Kumaripas ng takbo ang kaaway at naantala ng ilang araw ang kanilang operasyon.

Ayon kay Eliza dela Guerra, *deputy spokesperson* ng AMC, "Ang mga opensiba ng AMC ay bilang tugon sa kahilingan ng masang Dumagat sa lugar na papanagutin ang berdugong 80th IBPA sa mga karahasan at krimen nito sa mamamayan ng Rizal at North Quezon. Pagbibigay-hustisya rin ito sa mga biktima ng *extrajudicial killings* ng 80th IBPA, Special Action Force, CIDG at lokal na pwersa ng PNP."

Ipinagbunyi naman ng mga katutubong Dumagat ang mga opensibang aksyon ng Hukbong Bayan. K





# Isang bata, 6 magsasaka at 2 Dumagat dinakip sa gitna ng tumitinding atake sa TK

Matapos ang madugong *crackdown* noong Marso, nagsagawa ang AFP-PNP ng panibagong serye ng atake sa mga progresibong pwersa sa rehiyon kung saan dinukot ang isang bata, dinakip ang limang magsasaka at dalawang Dumagat.

**Mayo 6.** Pinasok ng PNP-Rizal ang bahay ni Benito Lucido sa Rodriguez, Rizal. Inaresto si Lucido at ang kanyang asawa at dinala sa Rodriguez Municipal Police Station. Siya ang tagapangulo ng Integrated Association of Agrarian Reform Benificiaries at naging taga-pangulo ng Anakpawis Macabud noong 2016. Hindi pa malinaw kung ano ang isasampang kaso sa kanila.

Inaresto rin si Garry 'Kurontoy' Doroteo, isang katutubong Dumagat, sa kanyang bahay sa Brgy. Sta. Ines, Tanay, Rizal. Si Kurontoy ay aktibong tumutuligsa sa nakaambang proyekto ng Kaliwa-Kanan Laiban Dam na sisira sa kabundukan ng Sierra Madre. Dinala siya sa Tanay Municipal Police Station at hindi pa tiyak kung ano ang isasampang kaso sa kanya.

Samantala, dinampot ng mga militar at isinakay sa helikopter si Loreto Miranda Bolino, isang Dumagat at kagawad ng Brgy. Lumutan, General Nakar, Quezon. Hindi alam kung saan siya dinala at hindi pa rin siya inililitaw ng mga pasista.

Isinagawa ang atake isang araw matapos ianunsyo ng Karapatan na nakatanggap ito ng impormasyon na magsasagawa muli ang mga sundalo at pulis sa Timog Katagalugan ng operasyong kahalintulad ng Bloody Sunday.

**Mayo 12.** Dinukot ng 203rd Brigade sa ilalim ni Col. Augusto Villareal ang apat na taong gulang na batang babae na si MJ mula sa kanyang mga tagapangalaga na pamilyang Fernandez. Si MJ ay anak ni Emilia Marquez, isang *health worker* na inaresto noong 2017, ipiniit at sinampahan ng gawa-gawang kaso ng rehimeng Duterte.

Alas-7 ng gabi sa Rizal, Occidental Mindoro, nilusob ng mga pasista ang komunidad kung saan nakatira ang pamilyang Fernandez. Pinatay nila ang ilaw sa mga bahay habang nag-ikot sa baryo para hanapin at mapasok ang tirahan ni MJ. Walang kahihiyang nagpanggap ang mga ito bilang mga NPA at sapilitang pinasok ang tahanan ng pamilyang Fernandez. Tinutukan nila ng baril ang mag-asawa at tinakot ang apat na anak na pawang mga *menor de edad*. Walang tigil ang pagtangis ni MJ nang kunin siya ng mga sundalo. Sa paghahabol ng mag-asawa na bawiin ang bata, halos sagasaan sila ng mga berdugong militar.

**Mayo 29.** Nireyd at tinamnan ng PNP-CALABARZON ng mga eksplosibo at mga baril ang mga tahanan nina Arvin Borromeo at Pedrito Vasquez, dalawang lider-magsasaka sa Quezon. Inaresto si Borromeo ng PNP-CALABARZON gamit ang *warrant of arrest* na inotorisa ng Criminal Investigation Detection Group. Kinasuhan siya ng *illegal possession of firearms* at ipiniit sa Catanauan Police Station. Inaresto naman si Vasquez sa kanyang tirahan sa Brgy. Madula, Catanauan. Hindi pa alam kung saan siya dinala. Sina Borromeo at Vasquez ay mga kasapi ng Coco Levy Funds Ibalik sa Amin (CLAIM)-Quezon.

Sa Rosario, Batangas, dinukot ng mga pulis ang *tricycle driver* na si Rolando Obial at ang isang pasahero nito na si Gilbert Orr habang namamasada. Inambus ng mga berdugo ang *tricycle* na nagresulta sa pagkamatay ng isa pang pasahero.

Sa kabila nito, patuloy na nakikibaka ang mamamayan sa Timog Katagalugan para labanan ang umiigting na karahasan ng rehimeng Duterte. K

# Dating *coordinator* ng Kabataan Partylist, dinukot sa Laguna

Hinahanap ng mga kapamilya at kaibigan ang 26-taong gulang na si Kemuel Ian Cometa, ang ikaapat na kasama ng tatlong indibidwal na minasaker ng pinagsamang pwersa ng AFP-PNP sa reyd sa Barangay Macabling, Sta. Rosa, Laguna noong Mayo 21.

Pinaslang sa nasabing reyd sina Lowel Riza Mendoza, Christine Estocado at Cristopher Buton. Naganap ang reyd bandang ala-una ng madaling araw.

Misteryo sa mga kaanak at kaibigan kung nasaan ang biktima na hindi inilitaw bilang kaswalti sa estilong-tokhang na reyd ng mga pulis o di kaya'y bilang bihag na nasa kulungan. Sa pahayag sa midya, sinabi ng mismong hepe ng PNP na si Guillermo Eleazar na hindi '*subject*' ng operasyon si Cometa at wala ang biktima sa lugar na pinangyarihan ng reyd.

Tumungo rin ang isang tim ng Karapatan ST sa Camp Guillermo Nakar sa Lucena City para tumulong sa paghahanap kay Cometa subalit hindi nila natagpuan o nalaman ang kinaroroonan ng biktima.

Si Cometa ay dating *coordinator* ng Kabataan Partylist sa Laguna. Nagtapos siya ng kursong BS Biology sa UP Los Baños at minsan ding nahalal sa konsehong pang-estudyante ng kolehiyo. Kilala siyang matulungin at malapit sa mga nangangailangan. K

# Daing ng manggagawa sa panahon ng COVID-19

***ni Ka Miguel***

Maingay pa sa pabrika,
Sa nakasanayan naming tunog,
Sa busina ng mga sasakyang nagmamadali,
Ang kalam ng aming sikmura ngayon

Sanay kami sa gutom
Ngunit hindi kami sanay na
humilata habang nagugutom
Lalong hindi kami sanay na tumanggap at maghintay na lamang ng biyaya,
Kagaya ng mga hari at panginoon

Pinatatagaktak namin ang pawis,
Binabatak ang pagod na katawan,
Nililikha ang yaman ng lipunan
Pero pambubusabos at pagsasamantala ang aming sinapit
sa kamay ng mga kapitalistang ganid.

Mula sa amin, at tanging sa aming lakas
Nailuklok at nagkaroon ng pamamahala,
Nalikom ang dambuhalang kaban,
At nabigyan ng kapangyarihan ang estado

Hindi panlilimos bagkus ay makatuwirang paniningil ang aming panawagan para sa ayuda
Sa gitna ng trahedya ng pandemya at pagpapabaya,
Sa panahon ng malawakang tanggalan na unti-unti sa aming pumapatay
Para ang tubo at yaman ng iilan
kahit katiting ay di mabawasan.

Daing namin ang sapat at nakabubuhay na sahod,
Dagdag bayad para sa peligrong aming sinusuong araw-araw,
Pagbibigay pansin sa kaligtasan at kalusugan sa bawat lugar-paggawa

Subalit ang tugon ninyong mga tuso at gahaman,
Pananakot, red-tagging at pamamaslang.

Ngunit sa kabila ng pagsikil sa aming mga karapatan,
lalong lalakas ang aming sigaw:
Kailangan ng ayuda, ngayon na!
Kailangan ng bakuna para sa lahat!
Manggagawa, magkaisa!
Lumahok sa pambansa demokratikong pakikibaka! K

